# Buwanan at Taonang Rates sa Gustong Magpa-Advertise

| | Original Rates | Monthly 20% Discount | Yearly 30% Discount |
|---|---|---|---|
| Center spread pages | 300 | 240 | 210 |
| Inside front cover full page | 250 | 200 | 175 |
| Inside back cover full page | 250 | 200 | 175 |
| Regular cover full page | 200 | 160 | 140 |
| Half page | 100 | 80 | 70 |
| Quarter page | 50 | 40 | 35 |

Para sa karagdagang impormasyon tawag sa 4712574 ext 109, hanapin si Ahmad Yusuf o sa kanyang mobile no.7259605

*Pag-usapan po natin!*

**Chief Patron**
Mohammad Ismail Al-Ansari
**Editor**
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya
**Designer**
Nader Bellal
**PUBLISHED BY**
KPCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 4712574
Fax (965) 4712574 (102)
Hotline: 7802777
Email: info@kpccenter.com
**General Director**
Khalid Abdullah Al-Sabae
**Executive Director**
Shk. Abdulhadie Gumander
**Assistant Executive Director**
**Men Section**
Ust. Abu Ubaidah Satol
**Assistant Executive Director**
**Women Section**
Usta. Halima Mantawil

Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.



Ipadala ang mga komento at mga katanungan sa info@kpccenter.com

# Editoryal



Ramadan Mubarak! Para sa lahat ng mga Pinoy sa buong Kuwait, lalong-lalo na sa ating mga kababayang mga Muslim. Nawa'y ang ating mga sakripisyo sa buong buwan na ito ay tatanggapin ng ating Maykapal. Paalala lang po sa mga hindi mag-aayuno na huwag po kayong basta-basta na lamang gumawa ng mga bagay na di kanais-nais at makakatawag pansin sa mga nag-aayuno. Respetohin natin ang ating kapwa sa pamamagitan ng pagbigay galang sa mga karapatan na hinihingi ng bawat isa. Alalahanin po natin lagi na tayo ay nasa bansang Kuwait kung saan umiiral ang mga batas Islamiko. Hindi po mapawalang-bisa ang mga batas dahil sa kawalan ng kaalaman ng indibiduwal.

Simula sa September 2008 isyu, bibigyan natin ng pagkakataong maipahayag ang boses ng magkakaibang kalipunan ng ating lahi. Sisimulan natin sa panig ng mga Ilokano, mga Moro, at mga Bisaya. Ibat-ibang kwento at mga paksang higit nating hangaan kapag mas marami ang magpahayag ng kani-kanilang panig. Subaybayan ang inyong sariling kultura at basahin sa inyong sariling wika.

Patuloy nating matunghayan ang pangatlong serye ng Relihiyon at Kultura kung saan tinatalakay ang Iglesia Filipina Independiente. Ang talambuhay ni Padre Aglipay ay makapagbibigay sa atin ng isang malawak na kaalaman tungkol sa kasaysayan ng isang lipunang umangat mula sa pakikipaglaban sa mga kastila.

Sa pagkakataong ito nais ko pong humingi ng paumanhin sa nakaraang August 2008 issue. Isang malaking kamalian sa pagkakaayos ang nangyari at sana'y hinding-hindi na ito mauulit pang muli, Insha Allah. Tuluyan na sanang maibasura ang lahat ng 10,000 copies ng August issue, gayon pa man, tulad ng isinusulong natin lagi, ang lahat ng bagay na di mapagkasunduan ay makukuha sa pag-uusap kaya napag-usapan din kung ano nga ba ang dapat gawin. Paumanhin lang po, at kung meron man kayong ibig iparating sa amin, ang inyong mga puna ay maaari po ninyong i-post sa pagusapanponatin.blogspot.com.

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya
ullessis@yahoo.com



# Ramadan: Buwan na Pinagpala

## Ang Ramadan ay isang

kaganapang pang-relihiyon ng mga Muslim na nagaganap tuwing ika-siyam na buwan sa kalendaryong Islam o Hijra Calendar. Ramadan din ang tawag sa buwan na yaon, kung saan naihayag ang Qur'an, ang Banal na Aklat ng mga Muslim. Ito ang panahon ng pag-aayuno kung saan iniiwasan ang pagkain at pag-inom ng tubig, paninigarilyo, at pakikipagtalik mula pagsikat ng araw hanggang paglubog nito.

Para sa mga Muslim, ang buwan na ito ay isang pinagpalang buwan, ang dakilang panahon. Sinasalubong ang dakilang buwan na ito sa pamamagitan ng makatotohanang pagsisisi at ang pag-uunahan sa pagtaguyod ng mga mabubuting gawa. Ito ang buwan ng maraming pagdarasal lalo na sa gabi, buwan ng mga biyaya at kabutihan, pagpapatawad at kaligtasan, buwan ng pagkakawanggawa at pagpapadalisay ng pagsamba sa Diyos. Sa buwan na ito napupukaw sa kabutihan ang damdamin ng isang mananampalataya, at nababawasan ang pagtatangka sa kasamaan.Ito ay buwan ng pagbubukas ng mga pinto ng paraiso, at pagpipinid ng mga pinto ng impiyerno.

Nagtatapos ang Ramadan sa Eid ul-Fitr. Ito ay araw ng kagalakan at kasiyahan, ang tunay na Araw ng Pasasalamat para sa mga mananampalataya. Sa araw ng Eid ul-Fitr ipinapakita ng mga Muslim ang kanilang tunay na kagalakan at pasasalamat sa Allah sa kalusugan, lakas at pagkakataong magampanan nila ng husto ang obligasyon sa pag-aayuno at iba pang mga mabubuting gawain sa loob ng buwan ng Ramadan.

# Ang Ramadan Sa Kuwait

Tatak Kuwaiti ang walang sawang pamamasyal, mag-isa man o kasama ang kanilang pamilya. Sa buwan ng Ramadan, lalong dumadalas ang pagtitipun-tipon ng pamilya sa gabi. Nag-uugnayan sa isat-isa ang mga pamilya sa pamamagitan ng pagbibisatahan. Isinasagawa ng mag-asawang Kuwaiti ang pagbibisita sa mga miyembro ng pamilya ng bawat panig, kasama ang kanilang mga anak.

Sa buwang ito, ang mga Shopping Malls sa buong Kuwait ay mas lalong dinaragsa ng mga tao. Binata't dalagang mga tin-edyer ay walang tigil sa pamimili ng mga bagong dapit at mga kasuotan. Karamihan sa mga department stores ay may bagsak-presyo. Naging kaugalian na ng mga Arabong Kuwaiti ang magpalit ng halos lahat ng kanilang mga kagamitang pambahay bago sumapit ang Eid. At kahit mainit ang gabi sa kasalukuyang Ramadan, ang mga parke ay mas lalong nabubuhay pagsapit ng dilim. Ang mga kabataan, ay madalas na inaabot ng madaling araw sa kanilang pamamasyal. Kahit ang serbisyo ng mga pampasaherong sasakyan ay tuloy-tuloy hanggang ala-una ng madaling araw.

Pagkatapos ng dasal sa gabi, may mga pagdarasal ng Taraweyah na isinasagawa sa mga Masjid. At sa huling sampung gabi ng Ramadhan, libo-libong mga mananampalataya ang handang magsakripisyo upang makadalo sa mga pagdarasal sa "Lailatul Qadir" na ginaganap sa mga piling mosque sa buong Kuwait, partikular na sa Kuwait Grand Mosque. Ito ay ginaganap sa madaling araw. Paglipas ng huling araw ng Ramadan, ipinagdiriwang ang 'Eid al-Fitr upang gunitain ang katapusan ng pag-aayuno. Nagsama-sama ang mga Kuwaiti sa pagdarasal, pagkain, at modestong pagpapalitan ng regalo lalung-lalo na sa mga bata.



# Ang Pag-aayuno

Isa sa pinakamagandang katangian ng isang tao ay ang marunong magtiis lalo na sa panahon ng pagdarahop at kahirapan. May mga pagkakataon sa buhay na tayo ay nakararanas ng pagkagutom at pagkauhaw lalo na sa panahon ng paglalakbay, kaguluhan at kalamidad. Ang pag-aayuno ay siyang kasagutan upang ang ating katawan ay masanay at laging nakahanda sa ganitong mga pagkakataon.

Kapag ang tao ay nasanay sa pag-aayuno, ang pagkauhaw, pagkagutom, at maging ang kanyang pagnanasa sa tawag ng kamunduhan ay kanyang mapagtiisan. Dahil dito, ang tao ay nagiging matibay at matatag sa pag-iwas sa paggawa ng kasalanan. Kung ang isang tao ay hindi marunong magtiis, wala siyang takot na magnakaw kung siya ay nangangailangan at maging sa tawag ng pagnanasa sa kamunduhan, kung siya ay walang pagtitiis, madali siyang maigugupo ng tukso. Kaya ang pag-aayuno ay itinakda ng ating Panginoon upang tayo ay magkaroon ng pagpipigil sa sarili.

Ito ay isang nakatagong uri ng pagsamba. Ang lahat ay isinasagawa na may panlabas na galaw ng tao. Ang Pag-aayuno ay hindi kailanman nakikita o malalaman ng sinuman maliban sa Panginoon. Ang Panginoon lamang ang tanging nakababatid kung ang isang tao ay tunay ngang nag-aayuno. Ang tao ay maaaring kumain na nakatago at ang buong mundo ay nag-aakala na siya ay tunay ngang nag-aayuno
Ang pag-aayuno ay pinag-utos ng Diyos at ito ay itinakdang tungkulin sa lahat ng sambayanang nananampalataya. Ito ay ganap na pagpigil sa pagkain, pag-inom, paninigarilyo, pakikipagtalik, pakikipag-away, paggawa ng kasamaan, at pag-iwas sa mga walang saysay na usapan at mga kalaswaan. Ito ay itinakdang tungkulin sa isang matino, malusog at nasa tamang gulang na Muslim.





# KALIPUNAN NG MGA MORO

BASA A MORO

## BARAPANTAG A KASABUTAN

Ini-alat a email a bpon ki:
Mohammad Ammar Moro
In-Charge, International Information Center (IIC)

**So tidto akalilintad, kapamagayon, kapanggulalan ko peace & order ago mapia a kapaginuyagan sa Pilipinas:**

Miaisa-isa ago miamagayon sa bitiara so mga Bangsamoro sa inged ago sa liyo a inged sa so Memorandum of Agreement on Ancestral Domain (MOA-AD) of the "Bangsamoro Juridical Entity (BJE)" a kiapagayunan o GRP-MILF Peace Panel a da maka-taros i final a kapeb-pirma, kapaped-sabot ago kapaped-saksi ron saya ko mga inipapait (representatives) ro sa Malaysia ko ika-5 sa August 2008 o langkom a kamaginged (International Community) ago embala-bala a darpa a bpanguluan o Organization of Islamic Conference (OIC) ago United States of America (USA) sabap sa kiapakaliyo o Supreme Court (SC) a Pilipinas sa Temporary Restraining Order (TRO), na isa a mapia, maka-dait a ukit ago paganayan a sangkad sa ka-solb kano miaka-labi 40 ragon a kapembunua sa Mindanao ago problema o mga Moro ago mga Muslim.

Bpaka-ayon bon ko giaya a paganayan a sangkad sa ka-solb saya ko problema sa Mindanao i Malacañang ago so Adviser o kapapantagan a Presidente sa Pilipinas para sa kalilintad (Presidential Peace Adviser) a sekanin i andang a Chief of Staff o Arm Forces of the Philippine (AFP) a mana si Secretary Hermogenes C. Esperon Jr. ago so mga ped a aden galbekanian magidsan i sa Executive, Legislative, National ago Local Governments, Muslim sa kena Muslim, ya kasela-sela nian na so mga Non-Government Organizations (NGO's) sa inged ago sa liyo a inged a Pilipinas.

Bpagenggaten ami sekano a mga pagari ami a mga Moro ago mga tagepeda sa darpa sa ka-among sa kapamimikiran ago kambibitiara saya ko giaya a masla a bitiara (issue) a da pen mapasad i kiambitiarawn sa SC ko mia-ipos a ika-15 sa August 2008 urian a kia-pakaliyo nian sa TRO kano ika-4 sa August 2008. Ya masla a bpamikiren ko giaya ba a bitiara na enda i benar ko 2 a tindeg; ika-1 na so tindeg o Vice Governor sa North Cotabato a mana si Emmanuel Piñol ago so mga tagepeda nian a pedtaro sa so giaya a kiapagayunan ago kia-initialan a kapasadan (MOA-AD) na sakit ago kena giaya i tidto a maka-solb ko problema, ika-2 na so tindeg atawka pamikiran o kadakelan sa giaya bo ba i pinaka-mapia, da pagidsanian ago da den mauri ron a maka-dait a maka-solb ko problema, sarta ron na kasabapan a kalilintad, kapamagayon ago kanggugunanam o madakel a tao Muslim sa kena Muslim ko peace & order ago tidto a kapia a ginawa ago mapia a kapaginuyagan o langon o mga tao saya ko entiro a Pilipinas??

Ino di gkapakay a zurimanen so bitiara o ped, a tukawan peman so gianan a gamot o mana midsakit sa miaka labi 40 ragon, a piamagayunan o kadakelan a mga doktor, urian o madakel den a inigamot ron, mana kapakatuga sa rugo sa kena kapakatuga sa rugo, kauyagan sa kena kauyagan ago ranko sa kena ranko..???

Ipedsampay ami so sela-sela (congratulation) ami ko langon o mga Bangsamoro sa inged ago sa liyo a inged (UOB) a mia-ilay i kiababaya ago kia-isa-isa iran, taman ko mga tagepeda sa inged pagari sa kena pagari, Muslim sa kena Muslim, maka-ayon atawka di maka-ayon ko giaya a kiapasadan (MOA-AD) inunta bo na makadsinganin atawka makapanganganay sa kalilintad, kapamagayon, kapanggulalan ko peace & order ago kapaginuyagan sa mapia o entiro a tao sa Pilipinas. Katawan ami i ya sabap a kapegka-aden o lagidaya a di kapegka-isa sa tindeg na sabap sa di kapegka-isa sa kailay, kasandeng, pagungaya ago pangagi ko kia-ipusan, kapapantagan ago bpakatalingguma. Makasasarig kami sa saya ko urian o kapanuriman, kapamimikiran, kambibitiara sa ukit a kabpangilay sa benar ago kapagikklas ko Miangaden (Allah) apeg a kanggulalan ko Aturan Nian na mamagayon bon ago maisa-isa sa kasandeng ko enda i makadait a ukit ago lalan sa ka-solb ko problema sa Mindanao.

So kalilintad, kapia a ginawa, limo, tiyakap ago tuturo o Allah na nanget ko langon den o mga oripenian. Ameen!

## BALUTO O TAO A MAWATAN SA INGED

Ni: Ust. Wahibie Tamama (Da'iyah & Social Researcher, KPCCenter)

**Andang a pananalon:**

"Ding ka pedzurot-surota i seka i malilini, ugaid na yangka zurot-surota na seka i kagkakaliliniyan".
"Ya mapia sa tao na embabaluto, ka so kapapatay na gkangulula den, oway na so

kapapatay na isa a lalan a mapia ka dili masampay o tao so mapia sa ginawa nin yatabia na mukit sa kapapatay".

## MANONOMPANG REKA

Ni: Ust. Abdullah Mustapha (First Translator - Ministry of Justice, State of Kuwait)

**So kapamatiya2 na Kapangenal, kapaganad, Kapakasowa2, Kapakarepeng, ago kathagompiya sa Doniya Akirat:**

Aya pagampaganay a pamekasan a initoron o Allahota2ala ko datotano a Muhammad (saw) na so "Iqra2" ma2ana "batiyaka". Giyoto i sabap a kiyabaloy o ilmo2 a onayan o agamatano, ka mata2an a oda2 so ilmo2 na di2 matanor so kawiyagoyag o manosiya2, ka so tihaya o ilmo2 na aya mababaloy a solo2 a pekhinono ko lalan sa doniya2 na sampay sa akirat.

Oriyan o kiyapakathikna2 o datotano a Muhammad (saw) a go so mga pagtawniyan sa Madina, na tomiyoro2 sa dowaka gropo ko mga bolayoka2iyan, na tigiyan ko paganay a gropo, a aya sanganiyo na so kiphanolonen ko Islam sangkaya a mbalabala2 reketano a mga inged, sopman so ikadowa a gropo na tigiyan kiran, a aya sanganiyo na so kaphanalaniyo ko mga ala2 a inged sa doniya2, lagid a Greece, Rome, Persia, India ago China, na phaganadeniyo so mga basayran, na masowa2iyo na pamimilikano ko mga pipiya ko mga kitabiran na pamatiya2aniyo ka aniyo makenal so madadalemon a mga ilmo2 a inisorat o mga lalantas kiran i pamikiran, na oriyaniyan na pema2ana2iniyo sa basa a Arab ka an mabatiya2 o mga Moslim, ka aniran masowa2 so ilmo2 na taros a kanggona2aniran so mga pipiyawn. Giyoto i sabap a kiyatharo2awn o datotano a Muhammad (saw) a "thontotaniyo so ilmo2 bapiya si2iniyo kiyapanalanan sa China".

Taros a giyotoden i kiyasompatan o miyakatondog kiran, sa miyasowa2iran so pithibarangan a mga ilmo2, na a piyangomananiran sa mga bago a pamikiran, na inisoratiran sa basa a Arab, taman sa siran i mimbaloy a peshombakan o mga taw sa Sbangan si2i ko di2ikapaganada ko pithibarangan a mga ilmo2, lagid o kambalay, kapamolong, kapagitong, ago so mga ilmo2 sa Agama.

Madakel a kiyabantogan ko mga sayk a alim, lagid i Ibno Nafis, Ar-Razi, ago si Ibn Sina, a miyabaloy so mga kitabiran a phagisha2an ago peshageban sa ilmo2 sa kapamolong , taman sangkaya a masatano.

Tigiran a sokon so taw a di2 phamatiya2 na diniyan katawan a ginawaniyan, na ayapen so salakawron. Ankayno ? kagiya so kapamatiya2 na ron khatokawi so pithibarangan a mga kapasangan, mga ilmo2 ago mga bantogan o miyanga o2ona a mga nasiyon sa doniya2, go rontanopen khatokawi o andatanoron makambebetad.

Sangkaya a masatano na mimbaloy so kapamatiya2 a nisisita a di2 miphendaraynon o manosiya2 si2iko kawiyagoyagiyan … Tithoden a kaylangan, kena2 oba matag ipephagoman sa tema2 odi2 na tiyardi2 .

So mga sarowang a taw sa Sedpan na ini2itongiran so kapamatiya2 sa ped ko mga kaylangan ko kawiyagoyagiran, na phinggoma2aniran si2iko diran di2i kapamagombawa2 sa kaporo2 i daradat ago pangkatan sa doniya2, taros a miyakowairan so hadapiran, na kiyandato2aniran a doniya2, ago miniporo2 so daradatiran, na miyakala2 so bantoganiran, na giyoto i sabap a kinikasigin kiran o mga ped a mga nasiyon sa doniya2, kagiya miyabaloy siran a pherawaten ko kapaginetaw.

Sopman so mga Apon, na so kiyagedamairan sa minibagaksiran, sabap ko kada2, odi2 na kayto2 a sowa2, na miyakapamikir siran maganad ko mga ilmo2 o salakaw di2 salakaw, na tigiran a ayabo2 a okit a kapakara2otetano na mamatiyatano, na taros a phima2ana2aniran sa basa a Apon so pithibarangan a mga kitab sa doniya2, da2 a khibago a kitab sa doniya2 odiran pekhabatiya2, na oman ragon na aya diran di2ikapema2ana2an a kitab sa basairan na babo di khalima gatos a kitab. Na antona2a i onga o kiyapamatiya2iran?, miyakala2 so sowa2iran, romiya2ot siran sa sedepan, na miyaped siran ko pephanabiya2an a mga ala2 a inged sa doniya2. Mata2an a benar so kabasawn o mga Arab a sokon so ilmo2 na khiporo2iyan so walay a da2 mga tokodiyan.

Pitharo2 o datotano a Muhammad (saw) a "Pamatiyaka ka anka maka2oshor", ma2ana saden sa kala2 a mabatiya2aka ago kawlad a masowa2aka na kaporo2 o daradat a khabetadan reka, sa doniya akirat o bgay so Allah.

Phanalamat tano ko Kadnan ka langowan a pithibarangan a mga ilmo2 na minisorat ko mga libro, na giyabo2 a ditanoron di2i kapelekata, na aya titho a okit a kakowa2atanoron na so kapamatiya2. Giyoto i sabap a kiyabaloya o Allah ko kapamatiya2 a paganay a patoray ko datotano a Muhammad (saw) ko da2ompen kisogo2on ko kapanolon.

Sayana a mapiya igira a langontaman na ana katawitawn a bapiya mayto2, ka an malbod kapephakasompateta ko bitiyara o mga ala2 I sowa2 ago sima2 a mga dato2 ago mga ba2i si2iko pithibarangan a mga bandingan.

Mata2an a ayabo2 a phakalawan ko mga taw a miyamakasowa2 na so mga nabi, kagiya so mga nabi na bakiranden pekhitoron so sowa2 agoso ilmo2.

Phangninko ko Allah a marbastano so onga o kapamatiya2 na mitowaktano ko kakowa2a ko singanin ago maka2ogop ko ditano di2i kambabanoga ko kamapiya2antano sa doniya2 sampay sa akirat, amin.

Sompatantanobo2 angkaya bandingantano si2iko phakatondog a itongan, o begay so Allah.

# KALIPUNAN NG MGA BISAYA

# Ano Bala ang Islam?



May makit-an bala kita nga paathag sa dalayawon nga kalibutan? May makatoloo ayhan nga boot singganon nag sekrito sang kinabuhi? Nahibaluan naton nga wala sing maig-on nga pamilya kon wala sing responsible nga ginikanan; wala sang siyudad nga maga uswag kon wala sang nasyon nga maga tiner kon wala sang may mga naga pamuno. Nahangpan man naton nga wala sang isa ka bagay nga naga kabuhi sang iya kaugalingon lamang. Nahibalo-an man naton nga ang kalibutan padayon sa iya patiyog sa pinakamaayo nga paagi kag naga padayon ine sa kadugayon sang panahon. Masiling bala naton nga ang tanan tanan nga ini indi gin hungod?

Ayhan ang pagtiner sang tawo kag sang bilog nga kalibutan indi ginhungod?

Ang tawo isa lang ka diutay nga bagay kon ikompara sa tama ka daku nga kalibutan. Kon ang tawo naga plano kag iya gina hatagan sang importansya ang kaayohon sang pagplano, kon amo, ang iya kaugalingon nga kabuhi kag ang iya pag dugay diri sa kalibutan ay sigon man sa nakaplano nga paagi. Nagakahulugan lamang ini nga may ara nga makagagahom kag nagaplano sang pagkabuhi kag nagtoga sang tanan nga butang kag iya ginapahulag ine sang maayo.

Sa kalibutan nga ine, amu isa ka makagalahom nga kusog nga nagahulag agod ang tanan nga butang yara sa kasiguraduhan kag kaayuhan. Ang mga matahom nga bagay sa palibot may yara isa ka makagagahom nga naghimo sine sa pinakamaayo nga paagi kag naga sustento sa tanan nga butang tungod sa nahanongdan sang kabuhi.

Ang mga tawo nga nagahangop sang tinagipusoon nga paghangop, naga kilala sa amo nga Nagtuga kag ginatawag Siya nga Allah (Dios). Indi Siya tawo kay ang tawo indi makasarang maghimo sang iban nga tawo. Indi Siya sapat, kag indi man Siya isa ka tanom. Indi Siya isa ka idolo kag indi Siya istatwa tungod nga ang isa man sa mga ine, indi niya mahimo ang iya kaugalingon o ang sin-o pa man. Lain Siya sa mga ine. Siya ang Nagtuga kag Naghatag sang kabuhi sa tanan nga ine. Ang Nagtuga sang tanan nga mga butang matood nga lain kag mas mayo kay sa gintuga lamang.

Madamo sang paagi agod makilala naton ang Allah (Ginoo), kag madamo nga bagay nga masiling nahanungod sa Iya. Ang mga makatilingala nga mga butang diri sa kalibutan, subong sang isa ka abri nga libro kon diin mabasa ang nahanungod sa Allah. Lain pa diri, ang Allah ang naga toytoy sa aton nga makilala Siya paagi sa mga madamo nga propeta kag sa mga mensahe nga Iya ginpadala sa tawo. Ang mga propeta kag mga mensahe nga ine amo ang nagtudlo sa tanan nga dapat naton mahibalo-an nahanungod sa Allah (Ginoo).

Ang bug-os nga pagbaton sa mga tudlo kag pag-ubay sa Allah nga ginpahayag kay Propeta Muhammad (PBUH) amo ang relihiyon nga Islam. Sa Islam ginatudlo ang pagto-o sa pagka-isahanon lamang sa Allah kag Siya lamang ang naga Gahom kag Naghatag sa tawo sang alam agod iya mahangpan ang kalibutan kag kon diin siya dapat.

[Hiligaynon]

*KALIPUNAN NG MGA ILOKANO Sao Ti Ilokano*

# Ti KPC Center



Ti KPCCenter o Kuwait Philppine Cultural Center ket maysa nga ummong, maysa nga tipon ken maysa nga centro no saan didiay agtitipon am-amin nga balbalaked ken gargarara para ti panag-rang-ay aggapo ti pannakipagcaycaysa wenno pannakicadcadua ti pada amin nga Pilipino ditoy Kuwait uray aniaman ti relihiyon, puli wenno pagkatao da.

Ti gagara na daytoy ket tapno makapagpatacder ti maysa nga centro nga pangcultura ken pang-idukasyon ken tapno tarigagayenda amin nga naiimbag ken nasasayaat nga cultura nga mangiladladawan ti idukasyon. Daytoy met ket agiresreserba iti pang-relihiyon ken macatao nga panagserbi cadagiti Pilipino ditoy Kuwait.

Panggep ti relihiyon, ti KPCCenter saan laeng nga agibatbatay cadagiti sursuro, pateg ken amin nga adal nga pang-Islam no diket maysa pay nga pannakitunos wenno pannakicadua ken pamuspusan ti amin nga aramid nga umaw-awis cadagiti amin nga relihiyon ken sector tapno agcacaddua ken agcaycaysa nga maca-aramid iti silulucat nga pagsasaritaan aggapo amin nga aspeto ti panagbiag.

Nangrugi idi maicasangapulo ket lima (15) iti Mayo, dua nga ribo ket innem (2006). Ti KPCCenter ket umaw-awat ken umaw-awis iti amin nga sangaili aggapo cadagiti pada nga kailian nga Pilipino aniaman ti gagarada.

# Pangkarunungang Pagsusulit sa Buwan ng Ramadhan

First Price: Round-trip ticket to Philippines
Third Price: Nokia N-Series Mobile
Second Price: One-way ticket to Philippines
10 Consolation Prices

PANGALAN NG KALAHOK: ________________________________________
CONTACT NOS. ________________________________________
CIVIL ID NOS. ________________________________________
COMPLETE ADDRESS: ________________________________________

Mga Kondisyon ng Quiz:
Ang Quiz na ito ay para sa mga Filipino dito lamang sa Kuwait, babae man o lalaki. Isang lahok lamang sa bawat isang pangalan. Ang lahat ng lahok na isusumite na may 20 na wastong sagot ay makakasama sa raffle. Isumite ang form na ito na may sagot na, sa tanggapan ng KPCCenter Farwaniya Block 1, St. 74 Corner St. 72, Bldg. 12, Floor 8. Maaaring i-send ang inyong mga sagot sa SMS sa 7259605 o sa email: pagusapan@gmail.com kasama ang kompletong pangalan ng kalahok, contact numbers, civil ID nos. at complete address. Ang mga mananalo ay aming tatawagan sa kani-kanilang mga contact numbers. Ang Deadline sa pagsusumite ng inyong lahok ay sa katapusan ng Ramadan.

Bilogan ang Titik sa Tamang Sagot :
1. Sino ang naging pangulo ng Pilipinas na inalis sa pwesto?
a. Manuel Quezon b. Elpidio Quirino c. Ferdinand Marcos d. Carlos Garcia
2. Sino ang naging pangulo ng Pilipinas na pinaalis sa pwesto?
a. Joseph Estrada b. Emilio Aguinaldo c. Jose Laurel d. Manuel Roxas
3. Sino ang naging pangulo ng Ikalimang Republika ng Pilipinas?
a. Corazon Aquino b. Diosdado Macapagal c. Ramon Magsaysay d. Elpidio Quirino
4. Sang-ayon sa kasalukuyang saligang-batas (1987), ang pangulo ay nararapat na may gulang na _____ taon pataas.
a. 30 b. 35 c. 40 d. 45
5. Pang-ilang presidente ng Pilipinas si Joseph E. Estrada?
a. 12th b. 13th c. 14th d. 15th
6. Pang-ilang presidente ng Ikalimang Republika ng Pilipinas si Gloria Macapagal-Arroyo?
a. 12th b. 13th c. 14th d. 15th
7. Sino ang unang Pangulo ng Pilipinas na nanalo sa pamamagitan ng halalan?
a. Manuel Quezon b. Fidel Ramos c. Emilio Aguinaldo d. Sergio Osmena
8. Sino ang hinirang bilang unang pangulo ng Pilipinas?
a. Emilio Aquinaldo b. Manuel Roxas c. Manuel Quezon d. Jose Laurel
9. Ilang fils ang isang dinar?
a. 100 b. 1000 c. 10000 d.100000
10. Sa Pilipinas, anong lungsod ang tinawag na Islamic City?
a. Marawi City b. Cotabato City c. Tacurong City d. Koronadal City

11. Ano ang Capital ng bansang Kuwait?
a. Salmiya b. Fahaheel c. Kuwait d. Farwaniya
12. Ano ang pangalan sa tore na makikita sa Mirqab?
a. Kuwait Towers b. Liberation Tower c. The Towers of Kuwait d. Kuwait Tower
13. Sa anong buwan ipinahayag ang Banal na Qur'an ng mga Muslim?
a. Shawwal b. Ramadan c. Dhul Hijja d. Muharram
14. Kanino ipinahayag ang banal na Qur'an?
a. Kay Hesus b. Kay Moses c. Kay Abraham d. Kay Muhammad
15. Sa anong araw ginagawa ng mga Muslim ang Salatul Jumma?
a. Friday b. Sunday c. Tuesday d. Saturday
16. Ano ang ibig sabihin ng KPCCenter?
a. Kuwait Public Charity Center c. Kapisanan ng mga Pilipino at Chinese Center
b. Kuwait Philippine Cultural Center d. Kuwait Park Children's Center
17. Saan matatagpuan ang KPCCenter?
a. Farwaniya b. Kuwait City c. Salmiya d. Fahaheel
18. Kailan nagbukas ang KPCCenter?
a. May 1, 2006 b. May 15, 2006 c. May 1, 2005 d. May 15, 2005
19. Saan matatagpuan ang Ka'aba?
a. Cairo, Egypt b. Jerusalem, Palestine c. Medina, KSA d. Makkah, KSA
20. Anong Eid ang ipinagdiriwang ng mga Muslim pagkatapos ng Ramadan?
a. Eid ul-Adha b. Eid ul-Fitr c. Eid ul-Milad d. Eid ar-Ramadan
21. Ano ang pambansang awit ng Pilipinas?
a. Bayang Magiliw b. Lupang Hinirang c. Ang Mamatay ng Dahil sa Iyo d. Dahil Sa Iyo
22. Ano ang pambansang prutas ng Pilipinas?
a. Mangga b. Saging c. Pinya d. Niyog
23. Ano ang pambansang puno ng Pilipinas?
a. Acasia b. Mahogany c. Narra d. Mangga
24. Ano ang pambansang laro ng Pilipinas?
a. Basketbol b. Sipa c. Tumbang Preso d. Karera ng Kalabaw
25. Sino ang pambansang bayani ng Pilipinas?
a. Juan dela Cruz b. Jose Protacio Rizal c. Apolinario Mabini d. Andres Bonifacio
26. Ano ang tawag sa hari ng Kuwait?
a. Shikh b. Amir c. Sultan d. Modir
27. Sino ang kasalukuyang hari sa bansang Kuwait?
a. Shk Jabir Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah c. Shk Sabah Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah
b. Shk Salem Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah d. Shk Nasser Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah
28. Ilang buwan ang napapaloob ng kalendaryong Hijra o Islamic calendar?
a. 10 buwan b. 11 buwan c. 12 buwan d. 13 buwan
29. Alin sa mga sumusunod ang wala sa Kuwait?
a. Land Mark b. SM Supermarket c. CenterPoint d. Mall of Asia
30. Kung sa TFC ay Kapamilya, ano naman sa PinoyTV?
a. Kapuso't Kapamilya b. Puso ng Pamilya c. Kapuso d. Pamilya ng Puso



# Ang masayang pamamasyal ng
## *KPCCenter-Women Section*

Kasama ang mga sisters na mag-aaral na ginanap sa Kuwait Towers sa Sharq, State of Kuwait. Kahit nagkaroon ng sand storm sa araw na ito ay tuloy pa rin ang saya para ipadama sa mga mag-aaral ang pagpapahalaga sa kanila ng KPCCenter sampu ng mga empleyado nito. Tuwang-tuwa sila sa kanilang mga nasaksihan, maalikabok man ng araw na iyon, natanaw pa rin nila ang buong Kuwait.

Malaki ang kanilang (mag-aaral) pasasalamat sa KPCCenter sa pagkakataon na ibinigay sa kanila na kahit sa isang beses ng pananatili nila dito sa Kuwait ay namasdan man lang nila ang kagandahan ng Kuwait, sa pamamagitan ng pag-akyat nila sa Kuwait Towers. At ang KPCCenter ay lubos din nagpapasalamat sa kanila sa pakikiisa at pagtugon sa aming paanyaya. Hanggang sa susunod na pamamasyal.



## Mga Relihiyon at Kultura
## Ikatlong Serye

# Iglesia Filipina Independiente (IFI)

Ang pormal na paglulunsad noong 1902 ng isang pambansang simbahang Pilipino na tinawag na Iglesia Filipina Independiente ay pagsasakatuparan ng adhikain na unang inihapag sa Asamblea ng Paniqui noong 1899 para sa pag-oorganisa ng mga Pilipinong pari. Simula ang pagtitipong ito ng isang rebolusyong pangrelihiyon na nakaapekto sa buhay ng maraming Pilipino.

Ang Iglesia Filipina Independiente (IFI) o Philippine Independent Church (PIC), ay isang denominasyon ng relihiyon na may mga tradisyong kaparehas ng Iglesia Catolica. Ang simbahang ito ay tumiwalag sa simbahang Romano Katoliko nang humupa ang rebolusyong Pilipino noong 1896. Ito ay itinatag ni Don Isabelo delos Reyes Sr., ang unang pinuno ng kauna-unahang unyong manggagawa sa Pilipinas (General Council of the Union Obrera Democratica (UOD). Ang Iglesia Filipina Independiente ay sinisimulan niya noong ika-3 ng Agosto, 1902 sa isa sa mga tampukan o meeting ng unyon. Dahil sa pagtatag ng isang bagong simbahan hango sa isang malayang katolisismo sa Pilipinas na malaya sa pang-aapi ng mga prayle, dayuhan at Roma, nanganga-ilangan ito ng bagong pinuno. Ang napiling manguna sa simbahang ito ay si Msgr. Gregoryo L. Aglipay. Siya ang naging unang Obispo Maximo kung kaya sa kasalukuyan ang simbahang ito ay kilala rin sa pangalang Iglesia Aglipayan, kuha sa pangalan ni Gregorio Aglipay.



# Si Padre Gregorio Aglipay

Ipinanganak noong 1860 sa Batac, Ilocos Norte, si Gregorio Aglipay ay isang dating paring Katoliko na makabayan, lider-gerilya at unang Obispo Supremo ng Iglesia Filipina Independiente. Namatay ang kanyang ina nang si Gregorio ay isang taon at pitong buwan pa lamang. Masipag at masayahing bata; ginugol niya ang kanyang kabataan sa bukid sa pagtulong sa pagtatanim ng tabako. Nang siya ay labing-apat na taong gulang pa lamang, hinuli si Aglipay at iniharap sa gobernadorcillo. Ang dahilan; hindi siya nakaabot sa kinakailangang kota sa tabako. Mula noon, nagtanim siya ng galit sa mga awtoridad na Espanyol.

Nagsimula ng pag-aaral si Aglipay sa kanyang bayan. Noong 1876 nagpunta siya sa Maynila at nag-aral sa pribadong paaralan ni Julian Carpio. Pagkaraan ng dalawang taon , nag-aral siya sa Colegio de San Juan de Letran kung saan nagsilbi siyang capista. Tinapos niya ang kanyang digri sa Bachelor of Arts sa Letran bago siya nag-aral ng abogasya sa Universidad de Santo Tomas. Gayunman, nagpasya siyang mag-aral ng pagpapari sa Vigan Seminary noong 1883.

Inordinahang pari si Aglipay sa Maynila noong Disyembre 21, 1889. Walong taon siyang naglingkod na coadjutor o katuwang na kura paroko sa iba't ibang parokya. Coadjutor siya ng San Pablo nang sumiklab ang Rebolusyong Pilipino noong Agosto 1896. Noong tumawag ng pulong ng mga delegado si Heneral Aguinaldo sa Malolos, Bulacan, kinatawan ni Gregorio Aglipay ang kanyang lalawigang Ilocos Norte at isa siya sa mga lumagda sa Konstitusyon na pinagtibay ng Kongreso. Itinaas ng ranggo si Aglipay bilang vicario general castrence ni Heneral Aguinaldo ayon sa dekreto na ipinalabas noong ika-20 ng Oktubre. Sa ganitong posisyon, ipinagpatuloy niya ang gawaing sinimulan ni Padre Jose Burgos - ang Pilipinisasyon ng Simbahan sa Pilipinas.

Nang ilunsad ang bagong simbahan, inalok siya ni Isabelo de los Reyes, lider manggagawa, na maging kataas-taasang obispo. Nag-atubili siya noong una pero tinanggap din niya ang alok, bagay na tumiyak sa kanyang paghiwalay sa Simbahang Katoliko Romano. Noong 1935, kumandidato siya sa pagkapresidente ng Komonwelt subalit natalo siya kay Manuel L. Quezon. Iniukol ni Aglipay ang kanyang natitirang taon sa kapakanan ng kanyang simbahan. Dahil pinapahintulutang mag-asawa ang mga pari ng Iglesia Filipina Independiente, noong Marso 12, 1939, nagpakasal si Aglipay kay Pilar Jamias ng Sarrat, Ilocos Norte. Namatay si Gregorio Aglipay noong Setyembre 1, 1940 sa Maynila bunga ng cerebral stroke. Inilibing siya sa kanyang bayan sa Batac, Ilocos Sur. (komfil.gov.ph)



# Declaration of Faith, Iglesia Filipina Independiente

We, the Bishops, Priests and lay members, delegates to the General Assembly of the Philippine Independent Church (Iglesia Filipina Independiente), held in the City of Manila on the 5th day of August, A.D. 1947, do reiterate our Faith and publicly declare that: WE BELIVE IN 1. The Holy Trinity, One God, true and living, of infinite power, wisdom and goodness; the Maker and Preserver of all things visible and invisible. And that in the unity of this Godhead there be three Persons, of one substance, power and eternity: the Father who is made of none, neither created nor begotten; the Son who is of the Father alone, not made nor created, but begotten, the Holy Ghost who is of the Father and the Son, neither made, nor created, nor begotten, but proceeding. 2. Jesus Christ, the only-begotten Son of God, the second Person of the Trinity, very and eternal God, of one substance with the Father, took man's nature in the womb of blessed Virgin, after she had conceived by the Holy Ghost. He suffered under Pontius Pilate, was crucified, died and was buried. He descended into hell. The third day He arose again from the dead. He ascended into Heaven, and sitteth at the right hand of God the Father Almighty; from thence He shall come to judge both the living and the dead. 3. The Holy Spirit, The Holy Ghost, the Lord and Giver of life, Who proceedeth from the Father and the Son: Who with the Father and the Son together we worship and glorify. 4. One Catholic and Apostolic Church, The Church, Holy, Catholic and Apostolic, which is the Body of Christ, founded by Christ for the redemption and sanctification of mankind, and to which Church He gave power and authority to preach His Gospel to the whole world under the guidance of His Holy Spirit.

IN WITNESS WHEREOF, we set hands on August 5, 1947:

(Sgd.) Isabelo de los Reyes, Jr. Obispo Maximo, Bp.Gregorio Felipe, Bp.Jose Recoleto, Bp.Luis B. Jardino, Bp.Evaristo Palmos, Fr.Teodulfo P. Antejos, Bp.Macario V. Ga, Bp.Mariano C. Blanco, Bp.Toribio G. Ilao, Bp.Segundo Gatdule, Bp.Alejandro Remollino, Bp.Manuel N. Aguilar, Bp.Juan P. Kijano, Bp.Gregorio Gaerlan, Bp.David O Villanueva, Bp.Cirilo Sumangil, Mr.Footunato Menez, Bp.Gregorio A. Balda, Bp.Gerardo M. Bayaga, Bp.Emiliano Reyes, Mr.Carlos de Castro, Fr.Eliseo Ver, Fr.Diosdado Vidal, Mr.P.Godinez, Mr.Deogracias de la Paz, Mr.Vicente D. Dinoso, Fr.Jose Montenegro, Mr.Gil Octaviano, Mr.Esteban Parul, Mr.Elias foronda, Mr.Roman Duque, Fr. Emilio Avila, Fr. Simon Abaquita, Fr. Ramon C. Espino, Fr. Simean Quiaoit, Fr.Juan B. de Guzman, Ms.Felisa Dolendo, Fr.Federico Rico, Mr.Godofredo Tuson, Mr.Primo Cabrera, Mr.Amado Estanislao, Ms.Angela Goyena Vda. de Quizon, Mr.Clemente Mitra, Fr.Christian Alcantara, Fr.Pelegrino Santiago.



# Ang Paggamot sa Kanser

## Isyung Pangkalusugan Part 1 of 2 Series

Sakaling lumabas sa resulta ng inyong pagsubok na kayo ay mayroong kanser, magbibigay ng ilang mungkahi ang inyong manggagamot kung anong uri ng paggamot ang makabubuti sa inyo. Maraming mga ibat-ibang uri ng kanser. Ang isang paraan ng paggamot sa isang uri ng kanser ay hindi nangangahulugang makabubuti sa ibang uri.

Hilingin ninyo sa inyong doctor na ipaliwanag ang lahat ng mga bagay na hindi ninyo naiintindihan. Maari kayong magpasama sa inyong kaibigan o isang kamag-anak sa panahon na ipaliliwanag sa inyo ng inyong doctor kung paano gagamutin ang inyong kanser. Maari ninyong isulat ang mga sasabihin ng inyong doctor o tanungin ninyo siya kung maari ninyong i-tape ang inyong usapan. Makakatulong ito sa inyo upang matandaan ang lahat ng mga sasabihin niya sa inyo.Sakaling hindi nag-sasalita ng wikang Filipino ang inyong manggagamot at hindi kayo masyadong bihasa sa wikang Ingles, inirerekomenda na kumuha kayo ng serbisyo ng isang interpreter tuwing dadalo kayo sa mahahalagang pag-pupulong kaugnay ng inyong paggamot. Hilingin ninyo sa inyong doctor na kumuha ng serbisyo ng isang interpreter na dadalo sa inyong mga pag-uusap.

Kakailanganin ninyo ng ilang araw upang pag-isipan kung anong uri ng paggamot ang inyong gagawin. Mahalaga na naiintindihan ninyo ang lahat ng mga bagay kaugnay ng inyong paggamot. Tanungin ninyo sa inyong doctor kung gaano kahaba ang panahon na maari ninyong ilaan upang mapagdesisyunan ito. Ang mga tao na may kanser ay maaring sumailalim sa isa, dalawa o tatlong uri ng paggamot, ito ay depende sa uri ng inyong kanser. Sa ilang mga pagkakataon inirerekomenda na hindi sumailalim sa paggamot.

Maaring mapag-desisyunan ng ilang mga tao na ayaw nilang sumailalim sa paggamot. May karapatan ang lahat ng tao na tumanggi sa ano mang uri ng medikal na paggamot. Mahalaga na makipag-usap ng masinsinan sa inyong doctor kaugnay ng inyong naging desisyon at mahalaga na maintindihan ninyo na maaring kumalat ang kanser sakaling hindi kayo sumailalim sa paggamot.

**Mga dapat itanong sa inyong doctor kaugnay ng inyong paggamot:**

Bakit ninyo inirerekomenda ang uri ng paggamot na ito? Ano ang mga maari kong maramdaman o mangyari kaugnay ng paggamot na ito? Pagkatapos ng paggamot o treatment ilang araw bago ako makakapasok sa trabaho muli? Gano katagal na panahon bago ako makabalik sa aking mga pang araw-araw na gawain? Gaano katagal na panahon bago ko malalaman kung naging epektibo ang paggamot? May mga bagay-bagay ba na dapat akong gawin bago sa oras ng pagpapagamot o pagkatapos ng pag-papagamot? Kakailanganin ko bang sumailalim sa higit sa isang uri ng paggamot? Saan isasagawa ang aking paggamot? Magkano ang gagastusin sa paggamot? Sasagutin ba ng Medicare o ng aking private health insurance ang lahat ng mga gastusin? Sakaling mapag-pasyahan ko na komunsulta sa isa pang manggagamot, maari akong isangguni sa ibang manggagamot?

**Pag-opera**

Maaring matanggal ang ilan o lahat ng kanser sa pamamagitan ng pag-opera. May mga tinatawag na minor na operasyon katulad ng pag-kuha ng maliit na balat na may kanser o ang pag-sailalim sa biopsy. Ang isa pang uri ng operasyon ay tinatawag na major na operasyon. Sa pagkakataong ito tinatanggal mula sa isang mahalagang bahagi ng inyong katawan ang kanser. Maari din isagawa ang operasyon upang palitan o ayusin ang isang bahagi ng inyong katawan (halimbawa, ang pag-ayos sa inyong

suso pagkatapos sumailalim sa isang operasyon kung saan tinanggal ito).

Kadalasan binibigyan ng general anestesya ang isang tao bago ito sumailalim sa isang operasyon. Sa pamamagitan nito kayo ay makakatulog. Makakaramdam kayo ng pamamanhid hanggang mawala ang bisa ang anestesya. Minsan maaring hindi maging maganda ang inyong pakiramdam sa inyong paggising pagkatapos mawalan ng bisa ang anestesiya. Maari kayong bigyan ng gamot ng inyong nars o doctor upang mapabuti ang inyong pakiramdam.

**Radiotherapy**

Ang Radiotherapy ay isang paraan ng paggamot na gumagamit ng radiation. Ang radiation ay isang uri ng enerhiya. Maari nitong pigilin ang pagdami ng selula na may kanser. Maari din maapektuhan ng radiotherapy ang mga normal na selula ngunit magbabalik ito sa dati.

Maaring ibigay ang radio therapy sa dalawang paraan: mula sa labas ng katawan o sa loob ng katawan. Sa labas ng katawan ang radiation mula sa isang makina ay tinututok sa lugar ng inyong katawan na may kanser at sa mga nakapalibot na himaymay o tissue. Sa loob naman ng katawan ang mga material na radioactive ay nilalagay sa isang kapsula na pinapasok sa loob ng katawan malapit o di kaya mismo sa lugar na may kanser. (Para sa mga lalaki na sumasailim sa ganitong uri ng paggamot para sa kanser sa prostate, ipinapayo na gumamit ng kondom tuwing mag-tatalik sa unang dalawang linggo na inilagay ang kapsula sa katawan. Makabubuti kung kausapin ninyo ang inyong manggagamot tungkol dito.)

Hindi maggiging radioactive ang isang tao na sumasailalim sa radiotherapy at hindi kayo makakaramdam ng ano mang sakit sa paggamot na ito. Hindi din maiinit sa katawan ang radiation.

Para sa ilang tao isang beses lamang sila sasailalim sa ganitong uri ng paggamot, para sa iba maaring kailanganin nilang bumalik ng ilang beses para sapaggamot.

Maaring tumagal lamang ng ilang minuto ang isang sesyon ng radiotherapy, ngunit kakailangnin ng mas mahabang panahon para sa paghahanda. Iba-iba ang bilang ng araw na kailangan para sa radiotherapy ng bawat tao. Ito ay pag-dedesisyunan ng inyong manggagamot.

Maaring magkaroon ng epekto sa katawan ng ibang tao ang radiotherapy. Kabilang sa mga epekto nito sa katawan ay ang madaling pagka-pagod, pamumula ng balat o ang pagkirot nito, alibadbad, pag-susuka at pagtatae. Hindi lahat ng tao ay makakaranas ng epekto sa katawan sanhi ng radiotherapy.



**Mga dapat itanong sa inyong manggagamot kaugnay ng radiotherapy:**

Gaano katagal aabutin ang aking paggamot? Anu-ano ang maaring maging epekto nito sa aking katawan? Paano ko maalagaan ang aking sarili habang ako ay sumasailalim sa radiotherapy?

# Ang Kabilang Buhay

Kabilang sa mga Saligan at anim na Haligi ng Pananampalataya ang paniniwala sa Kabilang Buhay o Huling Araw

Ang kaalaman hinggil sa Araw na ito at ang madalas na paggunita rito ay mahalaga dahil may malaking impluwensiya ito sa pagiging matuwid ng kaluluwa ng tao, sa pangingilag niya na magkasala, at sa pananatili niya sa Relihiyon ni Allah.

Ang kamatayan ang katapusan ng lahat ng may buhay rito sa mundo. Nagsabi si Allah (3:185): "Ang bawat may-buhay ay makatitikim ng kamatayan.…" Sinabi pa Niya (55:26): "Ang lahat ng sinumang nasa lupa ay malilipol." Nagsabi naman Siya sa Kanyang Sugo (SAS) (39:30): "Tunay na ikaw ay mamamatay at tunay na sila rin ay mga mamamatay." Samakatuwid, walang isa man sa mga tao ang mabubuhay magpakailan man sa mundong ito. Nagsabi si Allah (21:34): "At hindi Namin ibinigay sa isang tao noong wala ka pa ang Kawalang-kamatayan. …"Ang kamatayan ay tiyak na mangyayari na hindi magagawang pagdudahan. Ngunit sa kabila nito, ang karamihan sa mga tao ay mga pabaya.

Ang pagbabalik ng kaluluwa sa katawan sa loob ng libingan ay ilan sa mga bagay hinggil sa Kabilang-buhay na hindi matatalos ng isipan ng tao sa daigdig. Nagkaisa ang mga Muslim sa paniniwala na ang tao ay pagiginhawahin sa libingan niya kapag siya ay isang Mananampalatayang karapat-dapat palasapin ng kaginhawahan, o pagdurusahin kapag siya ay karapat-dapat palasapin ng pagdurusa. Nagsabi nga si Allah (40:46): "Ang Apoy, idadarang sila roon sa umaga at gabi. At sa araw na sumapit ang Huling Sandali ay sasabihin sa mga anghel: "Papasukin ninyo ang mga kampon ni Paraon sa pinakamatinding pagdurusa."

Ang Impiyerno ay may pitong antas na ang bawat antas ay higit na matindi ang pasakit na dulot kaysa sa ibang antas. Ang bawat antas sa mga ito ay tatahanan ng mga tao ayon sa kanilang mga ginawa. Ang mga Munafiq (Nagpapangap na Muslim) ay ilalagay sa pinakamababang antas ng Impiyerno na siyang pinakamatindi ang pasakit. Ang pagdurusa ng mga mapupunta sa Impiyerno na mga Kafir ay tuloy-tuloy at hindi titigil. Sa tuwing naluluto ang kanilang balat, muli itong panunumbalikin para sa karagdagang pagdurusa na naman.



# KPCCenter Tours sa Kuwait

## Green Island

Isa sa mga lugar na madalas pinapasyalan ng KPCCenter Da'wah Tours ay ang Kuwait Green Island. Ito ang madalas na request ng ating mga kababayan lalong-lalo na sa mga baguhan. Gayon pa man kahit ang mga matagal na sa Kuwait ay sumasama pa rin. Marami pa kasi sa ating mga kababayan na kahit nakailang kontrata na ay hindi pa nakakapunta Kuwait Green Island. Kaya naman noong huli naming pamamasyal, kasakasama namin ang grupo ni Antonio Polon, Reynald Bacani, Ryan Richard Dungca, Rodolf Del Pardo, Marlon Del Prado, Alfredo Silva, Ferdinan Maquilan, Ian Maquilan, Billy Sarmiento, Ricky Barbieto, Al Romero, Jay-Raymond Aizon, Edralin Vea, Temes Tocles, at Bochokoy Manansala. Isang di-malilimutang karanasan para sa amin ang mga sandaling iyon. Salamat sa KPCCenter at sa lahat ng Da'wah Tours & Picnics Committee, at kay Madam Vangie Gernale ng Alpha Solutions Advertising & Publishing Co. sa mga libreng Western Union T-shirts para sa aming lahat. Para mapabilang sa listahan ng ating Da'awah Tours Reserves, tumawag kay Ahmad Yusuf sa 4712574 or mag-SMS sa 7259605.








